**<u>Sa kapwa/ibang tao</u>**

- Ang perang iniimpok sa bangko ay maaaring magamit ng ibang tao upang makapagnegosyo.
- Kapag may bagong negosyo, mangangailangan ito ng mga manggagawa kaya mabibigyan ng trabaho ang iba.

**<u>Sa bansa</u>**

- Kung maraming tao ang may trabaho, mas maunlad ang isang bansa

**Pangwakas na Gawain**

**Paglalahat**

Bakit mahalaga ang pag-iimpok sa bangko?

| Ang pag-iimpok sa bangko ay kapakipakinabang sa sarili, kapwa at bansa. |
|---|

**Paglalapat**

a. Pangkatin ang mga bata sa tatlo.
b. Ipahanda ang mga gamit sa paggawa ng book marker.
c. Bawat book marker na mabubuo ay susulatan ng quotation tungkol sa pag-iimpok sa bangko.

Halimbawa:

Mag-impok sa Bangko
Upang umunlad tayo

**Pagsasagawa**

Pagpapaskil ng nabuong Book Marker.

**Pagtataya**:

Sumulat ng kapakinabangan ng pag-iimpok sa bangko sa sarili, kapwa at bansa. Punan ang Hierarchical Organizer.




Ipaliwanag ang kasabihang: "Kapag may isinuksok ay may madudukot"

**Apendiks 1**
**Pag-iimpok**

Komiks strip

**Si Donna Naging Donya**

Mag-best friends sina Donna at Clara noong nag-aaral pa sila sa elementarya. Mahirap lamang sila Donna noong panahong iyon, ngunit si Clara ay nabibilang sa maykayang pamilya. Nagkita sila sa isang mall.



# Aralin 2 - Pagtitipid

**Batayang Mensahe** : Matipid at masinop ang mga sinaunang Pilipino

**Kaisipan** : Ang ating mga ninuno ay likas na magalang, malikhain, matapat, masinop at matipid. Isagawa ang ibat-ibang paraaan upang makapagtipid.

**Bilang ng araw ng pagtalakay** : 2

**Layunin**

- Nailalarawan ang likas at katangi-tanging ugali ng sinaunang Pilipino
- Naisasagawa ang ibat-ibang paraan upang makapagtipid.

**Paksang Aralin** : Katangi-tanging ugali ng sinaunang Pilipino

**Sanggunian** : PELC III B. 1, p.1
Ang Pilipinas sa Makabagong Henerasyon 3
Eleonor F. Abisado pp. 116 - 126

**Mga Kagamitan** : Kwento tungkol sa mga katangi-tanging ugali ng mga ninuno, mga larawan ng mga ninuno, Likhang awit, cassette tape, tape ng Ako ay Pilipino ni Kuh Ledesma

**Saloobin** : Naipagmamalaki ang mga ninunong Pilipino

**Pamamaraan**
**Panimulang Gawain**

1. Balitaan

2. Pagsasanay

Buuin ang petal web sa pamamagitan ng pagsasabi ng paraan ng pangangalaga ng kapaligiran




**Balik-Aral**

Kilalanin ang bawat larawan. Isulat sa patlang ang ninunong inilalarawan at pisikal na katangian ng mga ito.



______________________________



______________________________



______________________________

**Pagganyak**

a. Iparinig sa mga bata ang "Ako ay Pilipino" ni Kuh Ledesma.

b. Pag-usapan ang awit?
Tungkol saan ang awit?
Anu-anong katangian ng mga Pilipino ang isinasaad sa awit?
Bakit dapat sa mabuti gamitin ang inyong talino? Ano ang katangi-tanging ugali? Ibig ba ninyong malaman? Ikukuwento ko sa inyo.

**Paglalahad**

Pagkukuwento ng guro tungkol sa mga likas at katangi-tanging ugali ng sinaunang Pilipino.

**Pagtatalakay**

a. Sino ang inilalarawan sa kuwento?
Tungkol saan ang isinasaad ng kuwento? magbigay ng ilang katangi-tanging ugali ng ating mga ninuno.
Alin sa mga kaugaliang ito na bata pa lamang ay itinuturo na sa kanila ng mga nakatatanda?
Kung nasasaiyo ang lahat ng katangi-tanging ugali, ano kaya ang nararamdaman ng inyong magulang?
(Isusulat ang mga sagot sa paraang pyramid.)




b. Gabayan ang mga bata na mailahad ang iba't ibang paraan ng pagtitipid sa mga sumusunod; at kabutihang dulot ng pagtitipid.

| Paraan ng Pagtitipid | Kabutihang Dulot |
|---|---|
| - tubig | |
| - kuryente | |
| - pagkain | |
| - gamit sa paaralan | |
| - pera | |

**Pagtatalakay**

Gabayan ang mga bata na mabuo ang kaisipang :
Ang ating mga ninuno ay likas na magalang, malikhain, matapat at matipid. Ugaliin natin ang pagtitipid upang umunlad ang ating kinabukasan.

**Paglalapat**
**Pangkatang Gawain**

Hatiin ang klase sa tatlong pangkat. Bawat pangkat ay inaasahang magbigay ng matalinong hinuha o hypothesis sa bawat sitwasyon.

**Pangkat I**
Hindi pa gaanong bihasa ang ating mga ninuno sa pagtaya ng lagay ng panahon. Paano nila magagawang sapat ang "supply" ng pagkain upang may mailaan sa panahon ng tag-ulan.

**Pangkat II**
Noong panahon ng ating mga ninuno ay hindi pa uso ang refrigerator. Sa inyong palagay paano nila iniimbak ang mga nahuling hayop upang di masayang at makain pa.

**Pangkat III**
Kung uso na ang pera noong unang panahon, sa inyong palagay, anu-anong mga bagay ang paglalaanan nila ng pera kung sila ay kilala bilang likas na matipid?

c. Pag-uulat ng bawat pangkat ng nabuong hinuha at bibigyan ng reaksyon ng ibang pangkat.

**Pangwakas na Gawain**

Pagpapaawit ng likhang awit at pagpapasakilos ito.

**Tayong mga Pilipino**
(sa himig ng tayo'y Sumakay sa Kabayo)

Tayong mga Pilipino
Ay sikat sa buong mundo
Katangiang ipagmamalaki mo
Galing sa ninuno ito

Tayo ay mapagmahal
Malikhain at matipid
Lahat ng bagay ay tipirin
At uunlad ang buhay natin.

**Pagtataya**

Basahin ang mga sumusunod na katangian. Isulat sa patlang ang ugaling kaugnay ng inilalarawang katangian. Piliin mula sa treasure box.

_______________1. Ang mga nakababatang ninuno ay bumabati at nagmamano sa mga nasasalubong na nakatatanda.

_______________2. Ang mga ninuno ay humahabi ng tela na may iba't ibang disenyo.

_______________3. Kumukuha lamang sila ng sapat at hindi nag-aaksaya ng mga gamit at pagkain.

_______________4. Gumagamit sila ng matulis na kahoy bilang panghuli ng isda.

_______________5. Mahilig sila sa kasiyahan. May mga awit sila sa pagtatanim, pakikiramay at panliligaw.

| | | |
|---|---|---|
| malikhain | | magalang |
| | masayahin | |
| maparaan | | matipid |

**Takdang Aralin**

Isulat kung paano tayo makatutulong sa ating bansa kung tayo'y marunong magtipid.

## Aralin 3 - Barya, Barya, Kailangan ka!

**Batayang Mensahe** : Kahalagahan ng Barya

**Kaisipan** : Ang barya ay mahalaga lalo na kung pagsasama-samahin.

Maagang simulan ang pagtitipid upang may magasta sa kinabukasan.

**Bilang ng Araw ng pagtalakay** : 2

**Layunin**

- Natutukoy ang mga katangi-tanging kaugalian na natutunan sa mga dayuhan.
- Nasasabi ang kahalagahan ng barya.

**Paksang Aralin**

Mahalaga ang barya

**Sanggunian** : PELC II 1. 3 p. 6
Sibika at Kultura Violeta R. Roson pp. 124-125

**Mga Kagamitan** : Likhang Kwento
Si Donnang Mausisa, Si Ding Bulilit at ang Bangko

**Saloobin** : Pagiging matipid

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

1. **Balik-aral**

   Buuin ang semantic web



**Pagganyak**

Mahilig ka bang kumain ng pansit, hopia, siomai, at lumpia? Kanino natin natutunan ang mga pagkaing ito? Ano pa sa palagay ninyo ang kailangan nating matutunan sa kanila?

**Panlinang Gawain**

**Paglalahad**

1. Pagkukuwento ng guro tungkol sa mga kaugaliang minana natin sa mga intsik sa tulong ng mga larawan
   Saloobin :
      Nakarating sa Pilipinas ang mga mangangalakal na Tsino o Intsik. Ang porselana, payong, at pulbura ay ilan sa kanilang produkto. Mahilig sila sa pakikipagkalakalan, kahit na barya-barya lang ang kanilang kita ay kuntento na sila dahil naniniwala sila na kung pagsasama-samahin ang barya-baryang kita, sila ay uunlad din sa kanilang negosyo. Ano ang pinaniniwalaan ng mga intsik?

2. May ikukwento ako sa inyo tungkol kay Donnang Mausisa at kay Ding Bulilit at ang Bangko. Ito ay may kaugnayan sa kaugalian at pagpapahalaga ng mga Intsik sa barya. Apendiks I

3. Basahin ang kwento sa mga mag-aaral.
   Si Donnang Mausisa, Si Ding Bulilit at Ang Bangko

**Pagtatalakay**

1. Itanong :
   a. Anu-ano ang pinakamahalagang natutunan natin sa mga Intsik?
   b. Sino sa mga tauhan sa kwento ang nagtataglay ng ugaling tulad ng mga Intsik?
   c. Ano ang pinahahalagahan ni Gng. Rosales?
   d. Saan-saan maaring gamitin ang barya?
   e. Ano raw ang hindi maaaring mabuo kung walang barya?
   f. Anu-ano ang kahalagahan ng barya?
   g. Kailan dapat simulan ang pagtitipid?

2. Ipaskil ang mga sumusunod upang higit na magkaroon ng karagdagang kaalaman ang mga bata sa kahalagahan ng barya.

| |
|---|
| Baryang nakatago sa mga kahon, huwag patulugin ilabas at gamitin marami ang mararating |

| |
|---|
| Baryang inipon sa alkansya'y huwag patagalin, sa bangko dalhin natin dahil ang barya'y mahalaga, lalo pag pinagsama-sama |

| |
|---|
| Kakapusan sa barya'y maiiwasan kung barya'y gagamiting pambayad, pangkawanggawa, at panukli |

| |
|---|
| Ang barya, huwag itapon at balewalain, barya-barya man sa paningin mahalaga ito sa kabuhayan natin |

**Paglalahat**

Mula sa mga datos na natutunan, ipabuo sa mga bata ang konseptong ang barya ay mahalaga lalo na kung pagsasama-samahin.

**Paglalapat**

1. Paglalahad ng mga bata ng kanilang karanasan kung saan napatunayan nila na mahalaga na habang bata pa ay marunong nang magtipid.
2. Pagbibigay patunay na nakatutulong ang barya sa proyektong
   Tulong Barya Para sa Eskuwela
   Pondo ng Pinoy
   Bantay Bata Alkansiya
3. Panuto:
   Lagyan ng tsek  ang patlang na nagpapakita ng antas ng saloobin mo sa aralin tungkol sa kahalagahan ng barya.

**KAHALAGAHAN NG PAGTITIPID**

| | | | |
|---|---|---|---|
| di mahalaga | ______ | ______ | mahalaga |
| napapanahon | ______ | ______ | di napapanahon |
| nakatutulong | ______ | ______ | di nakatutulong |
| di kailangan | ______ | ______ | kailangan |
| nararapat | ______ | ______ | di nararapat |

### Pagtataya

Punan ang bawat bilog ng kahalagahan ng barya.



### Kasunduan

Simulan ang pag-iipon ng barya sa alkansya. Ideposito ang mga ito sa bangko kapag napuno na.



Apendiks 1

Si Donnang Mausisa, Si Ding Bulilit at Ang Bangko



Isang araw sa tahanan ng mga Rosales, nag-usap ang mag-inang Donna, Ding, at Gng. Rosales. "Ma, pupunta ba tayo sa bangko?" tanong ni Donna.

"Ma, sama po ako," sabi ni Ding.

"Oo naman, anak. Dalhin mo rin ang mga barya mo," sagot ni Gng. Rosales. “Kunin na rin ninyo ang inyong libreta.”

"E, barya lang naman po iyon. Importante ba 'yon?" tanong ni Donna.

"Aba, oo. Mahalaga ang barya sa palengke at tindahan. Mahalaga rin ito sa pamasahe. Ano ang ipansusukli kung wala ang mga baryang ito?" tugon ni Gng. Rosales.

"At saka, paano mabubuo ang piso kung walang barya?" dagdag pa rin ni Gng. Rosales.



"Ma, ibili mo na lang po kami uli ng alkansya," sabi ni Donna.

"Mga anak, hindi dapat itago ang barya sa alkansya, matagal din itong hindi magagamit. Alam n'yo bang kahit na may sapat tayong baryang umiikot o nasa sirkulasyon, nagkukulang ang mga baryang bente-singko, diyes, singko, at isang pera dahil itinatago?" sagot ni Gng. Rosales.

"Ma, bakit po kailangang sa bangko mag-ipon?" balik tanong ni Donna.

"Ano po ba ang tulong sa atin ng bangko, Ma?" tanong din ni Ding.

"Sa bangko, mga anak, nadadagdagan ang pera ninyo dahil ito ay tumutubo. At saka ligtas pa ito,'" sagot ni Gng. Rosales. "Hindi lamang sa pag-aalaga ng ating pera ang tulong ng bangko. Pwede rin tayong umutang sa bangko para magkaroon ng sariling bahay at lupa, sasakyan, o pampuhunan sa negosyo. Kung maraming negosyo, dadami ang trabaho."



"O, Ding, tatandaan mo ang sinabi ni Mama. Mag-iimpok tayo sa bangko. At saka, Ma, sasabihin po namin sa mga kaklase namin ang tungkol sa mga baryang dapat ibangko at ang magagandang nagagawa ng pagbabangko," sabi ni Donna.

"Tama! Sabihin ninyo sa kanila para makatulong din sila sa hindi pagkulang ng barya at maranasan nila ang kabutihan ng pagbabangko," sabi ni Gng. Rosales.

"Ma, nandito na po si Papa," pagbabalita ni Ding.

"Papa, ba't napaaga ka yata?" tanong ni Gng. Rosales.

"Maagang natapos ang seminar namin. At saka, nabanggit mo kanina ang pagpunta sa bangko," sagot ni G. Rosales.

"Narito na rin lang ang Papa nyo, magpunta na tayo sa bangko," yaya ni Gng. Rosales.

# Aralin 4 - Magtipid ka Pinoy!

**Batayang Mensahe** : Pagtitipid tungo sa magandang bukas

**Kaisipang Pokus** : Ang pagtitipid ay magandang kaugalian ng mga Pilipino na dapat ipagpatuloy.

Kapag ang pagtitipid ay nasa isipan at damdamin habang bata pa, inaasahang may pag-unlad sa hinaharap

**Bilang ng Araw ng Pagtatalakay** : 1 araw

**Layunin:**

- Naipagpapatuloy ang magagandang kaugaliang Pilipino tulad ng pagtitipid
- Naisasagawa ang pagtitipid upang umunlad sa hinaharap

**Paksang Aralin**

Katangi-tanging ugali ng mga Pilipino

**Sanggunian** : PELC 3 p. 3
Sibika at Kultura 3, Milambiling, pp. 168-170

**Mga Kagamitan** : mga larawan ng mga Pilipino ng iba't ibang pangkat - Cebuano, Tausug, Ifugao, Ibanag; mga larawan na nagpapakita ng iba't ibang kaugaliang Pilipino

**Pamamaraan:**

**Panimulang Gawain**

1. Muling ipaawit ang napag-aralang awit sa aralin 3 tungkol sa mga magagandang kaugalian ng mga Pilipino.
2. Pagmasdan ang mga larawan.
3. Itanong sa mga bata ang mga sumusunod:

    a. Ano ang isinasaad ng bawat larawan?
    b. Alin sa mga ito ang patuloy ninyong isinasagawa?
    c. Alin ang nagpapakita ng kaugaliang pagtitipid?
    d. Bakit kailangan ang pagtitipid?

## Panlinang na Gawain

### Paglalahad

Ipabasa ang tula sa mga bata at awitin sa himig ng "Ako'y Isang Pinoy."

Ako'y isang Pinoy
Sa puso't diwa
Maganda ang ugali
Sa kilos at gawa
Magalang at mapagmahal
Lalo na sa matatanda
Ang lahat din ng bagay
Tinitipid na sadya

Refrain:
Pagtitipid isagawa na
Upang umunlad
Ang ating buhay
Halika na mga katoto
Magtipid na tulad ko
Siguradong aasenso
Ang buhay mo.

### Pagtatalakay

1. Ano ang naramdaman mo habang umaawit?
2. Anong kaugalian mayroon ang bata sa awit?
3. Ibig mo bang tularan ang bata sa awit? Bakit?
4. Anu-ano ang maaari ninyong tipirin?
5. Bakit mahalaga na habang bata pa lamang ay marunong nang magtipid?

## Pangwakas na Gawain

### Paglalahat

Gabayan ang mga batang mabuo ang kaisipang ang pagtitipid ay magandang kaugaliang Pilipino na dapat ipagpatuloy.

Kapag ang pagtitipid ay nasa isipan at damdamin habang bata pa ay inaasahang may pag-unlad sa hinaharap.

**Paglalapat**

Sabihin kung ano ang dapat gawin upang matipid ang mga sumusunod. (Tumawag ng mga bata.)

| | |
|---|---|
| Uniporme at sapatos | Kuryente |
| Bag, papel, lapis | tubig |
| Perang baon sa eskwela | |

**Pagtataya:**

Dugtungan ng sariling saloobin ang bawat pangungusap.

1. Ipagpapatuloy ko ang mga kaugaliang Pilipino upang ako ay _______________ ng mga magulang ko.
2. Iniingatan ko ang mga kagamitan ko sa paaralan dahil ______________________.
3. Gumagamit ako ng tabo at timba sa paliligo para __________________________.
4. Nagtitipid ako upang _________________________ sa hinahanap.
5. Ihuhulog ko sa bangko ang perang naipon ko upang _______________________.

**Takdang Aralin:**

Gumawa ng pangako tungkol sa pagtitipid ng iyong pansariling kagamitan.

## Aralin 5 - Responsableng Pangungutang Isaisip!

**Batayang Mensahe** : Paggamit sa kapaki-pakinabang na layunin

**Kaisipang Pokus** : Ang perang inutang ay dapat gamitin sa kapaki-pakinabang na layunin

**Bilang ng Araw ng Pagtatalakay** : 1 araw

**Layunin:**

- Naipaliliwanag ang kahalagahan ng paggamit ng perang inutang sa kapaki-pakinabang na layunin

**Paksang Aralin**

Katangi-tanging ugali ng mga Pilipino

**Sanggunian** : PELC 3 p. 2.4

**Mga Kagamitan** : Comics Strip ng Bangko Sentral ng Pilipinas

**Pamamaraan:**

**Panimulang Gawain**

1. Pagsasanay

   Buuin ang Circle Organizer sa pamamagitan ng pagbibigay ng mga paraan ng pagtitipid ng nasa kahon.



2. Pagganyak
   (Itanong sa mga bata)

   Kapag walang pera ang nanay ano ang remedyong ginagawa niya upang may magastos?

   Posibleng sagot:

      Nagsasanla ng alahas
      Nangungutang

   Nakakita na ba kayo ng Credit Card? Ano ang alam ninyo tungkol sa credit card?

   Ipabuo sa mga bata ang semantic web.




**Panlinang na Gawain**

**Paglalahad**

Pagbasa ng Comics Strip
Ang Halaga ng Pagporma

**Pagtatalakay**

1. Paano nagkaroon ng bagong sapatos si Billy?
2. Ano ang paliwanag ng ama ni Manny tungkol sa pangungutang?
3. Sino kina Billy at Manny ang iyong tutularan? Bakit?
4. Ano ang aral na hatid ng kuwento?

## Pangwakas na Gawain

### Paglalahat

Sa anu-anong kapaki-pakinabang na bagay maaaring gamitin ang perang inutang?

- Gawing puhunan sa maliit na negosyo
- Ibili ng mga kailangan lamang
- Gamitin sa pag-aaral

### Paglalapat

Ipabasa ang sitwasyon sa mga bata

Nalalapit na ang pista sa barangay nila Flor de Luna.  Ibig ng nanay niya na maghanda ngunit wala silang pera.  Ang balak ng nanay ni Flor ay mangutang upang gastahin sa paghahanda.  Ayaw naman ng tatay niya na mangutang dahil bukod sa may tubo na masisira pa ang badyet nila sa araw-araw kapag nagbabayad na sila.

Tulungan natin silang magdesisyon sa suliranin nila.

Ilahad natin ang mga epekto ng pangungutang at di pangungutang.



Di Mangungutang                Mangungutang

**Pagtataya:**

Isulat sa bawat kahon ang maaaring paggamitan ng perang inutang.

| |
|---|
| |
| |
| |

**Takdang Aralin:**

Mag-interbyu ng kasambahay tungkol sa naging karanasan nila sa pangungutang at itanong kung paano nila ginamit ang pera.




| | |
|---|---|
| Sinulat ni: | **Ben Alcantara** |
| Guhit ni: | **Frank Valdez** |
| Inayos nina: | **Archie Yumul, Dennis Catacutan, Mark Casul** |
| Tumulong sa Produksyon: | **Mila Soriano** |


PAPABILI DIN AKO NG GANYAN!
SIKAT NA MANLALARO SA NBA ANG NAG-ENDORSO NITO SA TV.
PAGDATING SA BAHAY KASAMA ANG KAPATID NA SI LIRA, KINAUSAP AGAD NI MANNY SI ALING DOLLY, ANG KANYANG INA.
MOMMY, IBILI PO NINYO AKO NG BAGONG RUBBER SHOES!
KAILAN LANG NATIN BINILI YANG GINAGAMIT MO AH.
SI BILLY PO IBINILI NG DADDY NIYA NG BAGO, ANG GANDA NG PORMA!
ANAK, WALA SA GANDA AT PORMA NG GAMIT ANG PAGLALARO NG BASKETBALL, NASA *TEAMWORK* AT TAMANG ENSAYO ITO.


PERO MOMMY, SABI NI BILLY SIKAT NA MANLALARO SA NBA ANG NAG-ENDORSO NITO SA TV!
MGA BATANG ITO, NAGPAPADALA SA PANG-AKIT NG MGA PATALASTAS SA TV AT SA MGA GAMIT NA MAY KILALANG PANGALAN...
SA PAMIMILI NG GAMIT, MAINAM NA SINUSURI ANG MGA PAGPIPILIAN, AT PINAGHAHAMBING ANG TIBAY AT PRESYO NITO.
GUSTO KO LANG PONG SUMABAY SA PORMA NG MGA *TEAMMATES* KO PARA HINDI NAMAN AKO MAALANGAN.
O AYAN NA ANG DADDY MO. PAKINGGAN NATIN KUNG ANONG SASABIHIN NIYA.


PAGKATAPOS MAIBIGAY NI MANNY ANG TSINELAS AT MAIPALIWANAG KAY MANG FRANK ANG KANYANG GUSTO...
ANAK WALA SA BADYET NATIN ANG PAGBILI NG RUBBER SHOES. SINISIKAP NATING MAGKAROON NG *TIMBANG NA BADYET* PARA TAYO *MAKAPAG-IMPOK*...
MAY NAKALAANG PERA LAMANG SA ATING MGA KAILANGAN.
ANG DADDY PO NI BILLY GINAMIT ANG *CREDIT CARD* NIYA.
ANG *CREDIT CARD* AY ISANG PARAAN NG PAG-UTANG. ANG PERANG INUTANG AY DAPAT GINAGAMIT SA MAHALAGANG PANGANGAILANGAN. ANAK, DAPAT MONG MAUNAWAAN ANG KAIBAHAN NG *GUSTO* SA *KAILANGAN*.
NAUUNAWAAN KO PO DADDY.
PERO NASA BADYET NATIN ANG PAG-ATTEND MO SA BASKETBALL CLINIC NG PABORITO MONG KOPONAN SA PBA...
KUNG MINSAN, DAHIL SA *KAKONTIAN* NG *NAPAGKUKUNAN*, KAILANGANG GUMAWA TAYO NG PAGPILI...
KAYA MAMILI KA, BAGONG RUBBER SHOES O BASKETBALL CLINIC?


KUNG RUBBER SHOES ANG PIPILLIN KO, OK ANG PORMA KO SA TEAM. PERO KUNG BASKETBALL CLINIC BUBUTI ANG LARO KO!
BASKETBALL CLINIC NA, DADDY. GUSTO KO PONG MATUTUHAN ANG GALAW NG MGA IDOL KONG ASTIG!
YAN ANG MAINAM KAY MANNY. MABILIS UMUNAWA AT SUMUSUNOD SA PANGARAL NG MAGULANG. KAYA BILANG MANLALARO, MABILIS DIN SIYANG MATUTO DAHIL NAKIKINIG SA MGA TAGUBILIN NG KANYANG COACH.
MABILIS ANG LARO KAPAG SI "SPEEDY" MANNY ANG MAY DALA NG BOLA. MAGALING SIYANG UMAGAW, MAGPASA O MAG-SHOOT. LALO SIYANG HUHUSAY PAGKATAPOS NG BASKETBALL CLINIC.
AT SA SUMUNOD NA ENSAYO NG KOPONAN NILA MANNY...
PINAPILI DIN AKO NG DADDY KO. HULING HIRIT NA RAW ANG GUSTO KO. "NO DEAL" NA ANG PAG-ATTEND SA BASKETBALL CLINIC.
HULI NA NANG MAISIP NI BILLY ANG HALAGA NG PAGKAKATAON NG KANYANG PAGPORMA.
MAY NATUTUHAN NAMAN SI MANNY SA PAGGAWA NG MATALINONG PAGPILI. TULOY ANG ASENSO NIYA SA NAKAHILIGANG SPORTS.
WAKAS

# Talasalitaan



**ALLOWANCE** - Ang baong pera na ibinibigay ng magulang sa mga anak na nag-aaral araw-araw o linggo-linggo

**BADYET** - Plano ng paggasta na kung saan makikita ang kinita, gastusin at impok

**KAKONTIAN** - Ang kalagayan na kung saan ang mga kailangan ng tao ay higit na malaki kaysa magagamit na napagkukunan na tutugon sa kanilang kailangan

**KAILANGAN** - Mga pangunahing pangangailangan upang mabuhay, tulad ng pagkain, tirahan, damit at pangangalaga sa kalusugan




**CREDIT CARD** - Ito ay kard na yari sa plastik na iniisyu ng bangko o iba pang kumpanyang nagpapautang at nagagamit para makapamili ng mga bagay ngayon upang mabayaran sa ibang araw sa hinaharap

**GUSTO** - Bagay na nais makamit para sa pansariling kasiyahan

**HALAGA NG PAGKAKATAON** - Ang minamahalagang pagkakataon o kapalit na nawala o ibinigay kapag gumawa ng pagpili

**IMPOK** - Perang itinabi para sa hinaharap na paggamit

**NAPAGKUKUNAN** - Mga bagay na ginagamit sa paggawa ng produkto o serbisyo. Ang apat na uri ng napagkukunan ay paggawa, lupain, kapital at pag-eentreprenur. Ang perang kabayaran sa paggawa ay *suweldo*; sa lupain ay *paupa*; sa kapital ay *interes*; at sa pag-eentepreneur ay *patubo*

**PAG-EENTREPRENUR** - Ang kakaibang katalinuhang taglay ng ilang tao sa paghanap at pagkuha ng pakinabang sa mga bagong pagkakataon sa negosyo at sa paglinang ng mga bagong produkto o ng bagong paraan sa paggawa ng mga bagay

**TIMBANG NA BADYET** - Pagbabadyet na kung saan ang halaga ng perang kinikita ay katumbas ng halaga ng gastusin at impok

# Mga Dapat Pag-isipan



- Kaugnayan sa paggasta ng pagkakaiba ng gusto sa kailangan
- Wastong paggamit ng credit card
- Kung bakit kailangang gumawa ng pagpili ang tao
- Ano ang halaga ng pagkakataon ng rubber shoes na pinabili ni Billy? Nakagawa ka ba ng pagpili kamakailan? Ano ang halaga ng pagkakataon ng iyong pinili?

## Mga salin sa Pilipino ng mahahalagang katawagan o termino sa English

1. *allowance* - panggastos o baong pera
2. *balanced budget* - timbang na badyet
3. *budget* - badyet
4. *credit card* - kard sa pag-utang
5. *needs* - mga kailangan
6. *opportunity cost* - halaga ng pagkakataon
7. *saving* - impok
8. *wants* - mga gusto

# Aralin 6 - Pag-iimpok Daan sa Kaunlaran

**Batayang Mensahe** : Maraming paraan upang makamit ang mithiin

**Bilang ng Araw ng pagtalakay** : 1

**Layunin**

- nasasabi na ang maunlad na pamumuhay ay mithiin ng mga Pilipino
- naisasagawa ang iba't ibang paraan ng pag-iimpok

**Paksang Aralin**

Pag-iimpok daan sa kaunlaran

**Sanggunian** : ELC 3, p.6 1.1
Mga Pagsubok Pangkaalaman sa Makabayan pp. 159-162
Akda ni Violeta R. Roson

**Mga Kagamitan**: Larawan

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

1. **Pagganyak**
   Ano ang mga pangarap mo?
   Isulat sa kahon ang mithiin mo sa:

| Sarili | Kapwa |
|---|---|
| | |

| Bansa |
|---|
| |

Ano ang dapat mong gawin upang makamit mo ang iyong mga mithiin?

## Panlinang na Gawain

### Paglalahad

Basahin sa mga bata ang maikling talata

Bawat isa ay may pangarap o mithiin sa buhay. Ang kasipagan, pagtitiyaga, pagsisikap at pagtitipid ay makatutulong upang makamit ang ating mga pangarap. Maging masipag sa trabaho, magsikap sa pag-aaral at maging matipid sa lahat ng bagay. Ingatan ang mga kagamitan upang tumagal ang kapakinabangan. Patayin ang ilaw, radyo o telebisyon kung walang gumagamit. Maglaba at mamalantsa ng maramihan. Baon sa eskwela ay huwag gastahin lahat at mag-ipon maski kaunting barya lang. Ipunin ang tubig na pinagbanlawan at magagamit mo pang muli sa paglilinis ng palikuran o pagdidilig ng halaman. Perang matitipid maaaring gamitin sa iba pang pangangailangan. Makatutulong ang pagtitipid upang makamit ang ating mga mithiin.

### Pagtalakay

Itanong sa mga bata:

1. Anu-ano ang mga saloobin na makatutulong upang makamit ang ating mithiin?
2. Bakit kailangan tayong maging masipag sa trabaho at masikap sa pag-aaral?
3. Anu-ano ang iba't ibang paraan ng pagtitipid?
4. Ano ang ating naimpok kung tayo ay marunong magtipid?
5. Paano makatutulong ang pag-iimpok sa pagkakamit ng mithiin?

### Paglalahat

Ano ang mithiin ng bawat Pilipino? Paano makakamit ang mithiin natin?

Gabayan ang mga bata na mabuo ang kaisipan na:

Mithiin ng mga Pilipino ang maunlad na buhay. Makakamit ito sa pamamagitan ng pagsisikap, pagtitiyaga at pagsasagawa ng iba't ibang paraan ng pagtitipid o pag-iimpok

**Pangwakas na Gawain**

**Paglalapat**

Pangkatin ang mga bata sa tatlo.
Bawat pangkat ay bubuo ng mga paraan ng pagtitipid upang makamit ang mga mithiin nila sa buhay.

Pangkat I



## Pagtataya

Isulat ang T kung ang pangungusap ay nagpapakita ng paraan ng pagtitipid upang makaimpok at M kung hindi nagpapakita.

______1. Hindi ko ginagasta ang lahat ng baon kong pera kapag rises.

______2. Maingat kong ginagamit ang aking krayola upang hindi maputol agad.

______3. Hindi ko pinupulot ang mga baryang nakikita ko.

______4. Inihuhulog ko sa alkansiya ang mga baryang naipon ko.

______5. Iniipon at ipinagbibili ko ang mga bote at mga lumang dyaryo namin.

## Takdang Aralin

Gumawa ng komitment tungkol sa pag - iimpok



# Aralin 1 - Pag-eentreprenur

**Batayang Mensahe** : Ang pag-eentreprenur ay nakatutulong sa paghanap at paglinang ng bagong produkto o ng bagong paraan sa paggawa ng mga bagay. Ito ay mahalaga sa pag-unlad ng kabuhayan.

**Batayang Pagpapahalaga** : Pagsisikap para Umunlad

**Bilang ng Araw ng Pagtalakay** : 2 araw

**Layunin**

- Naipaliliwanag kung paano nakatutulong sa pag-unlad ng bansa ang pagpapabuti ng produkto ng mga rehiyon (PELC II)
- Nasasabi ang kahalagahan ng pag-eentreprenur sa pag-unlad ng kabuhayan

**Kagamitan** : Ang Ekonomiks sa Kasalukuyang Panahon ph. 16-18
Sibika at Kultura IV ph. 132-134, skit, retrieval chart

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

**Balik-aral**

Ipabuo ang retrieval chart tungkol sa Rehiyon ng Bikol.

**Retrieval Chart**

| Lalawigan | Kabisera/ Lungsod | Topo-grapiya | Klima | Produkto | Industriya |
|---|---|---|---|---|---|
| a. Albay | | | | | |
| b. Camarines Sur | | | | | |
| c. Camarines Norte | | | | | |
| d. Masbate | | | | | |
| e. Sorsogon | | | | | |
| f. Catanduanes | | | | | |

**Pagganyak**

1. Ipaawit ang "Sarong Banggi"

**Sarong Banggi**

Sarong banggi, sa higdaan
Nakadangog ako ning huni kan sarong gamgam
Sa luba ko katorogan
Bako pala kungdi simong boses palan.

Dagos ako bangon si sakuyang mata iminuklat
Kadtong kadikluman ako ay nangalag-kalag
Si sakuyang mata pinasiring sa itaas
Simong lawog nahiling kong maliwanag.

2. Hatiin ang klase sa apat na pangkat. Bigyan ang bawat pangkat ng sobre na may pira-pirasong mapa ng Bikol. Bigyan sila ng panahon at mga alituntunin habang binubuo ang mapa. Itanong kung anong rehiyon ang nabuo nila.

**Panlinang na Gawain**

**Paglalahad**

1. Ipasuri ang retrieval chart.

| Lalawigan | Kabisera/ Lungsod | Topograpiya | Produkto | Industriya |
|---|---|---|---|---|
| a. Albay | Legaspi | Bulkan | abaka, pili, niyog | Pagsasaka, Industriyang pantahanan |
| b. Camarines Sur | Naga City | Kapatagan | niyog, pili | Pagtatanim |
| c. Camarines Norte | Daet | Tangway | abaka, ginto | Pagsasaka, Pagmimina |
| d. Masbate | Masbate | Pulo | isda, baka | Pangingisda, Pagmimina |
| e. Sorsogon | Sorsogon | Pulo | isda, hipon | Pangingisda |
| f. Catanduanes | Virac | Pulo | isda, abaka | |

2. Itanong:
   a. Bakit tinaguriang Rehiyon ng Abaka ang Bikol?
   b. Sang-ayon sa tsart, anu-ano ang dalawang pangunahing hanapbuhay ng mga tao rito?
   c. Anong produkto ng Bikol ang wala sa ibang rehiyon? Bakit kaya?
   d. Pinakikinabangan kaya ng mga taga-Bikol ang kanilang likas na yaman?
   e. Paano sila nakatutulong sa ibang rehiyon?

3. Papag-usapan ang kuwento ng dalawang Bikolanong umasenso dahil sa wastong pangangasiwa ng kanilang mga produkto.
   Mark - dahil sa paggawa ng mga minatamis na pili
   Troy - dahil sa kanilang koprahan

4. Linangin ang mga salitang paggawa, kapital at pag-eentreprenur.
   - kapital - Ang mga pabrika, makina at traktora ay kapital. Ito rin ang tumutukoy sa puhunan ng isang entreprenur.
   - Paggawa - ang pisikal at mental na kakayahan ng tao na nakatutulong sa produksyon ng kapital at serbisyo.
   - Pag-eentreprenur - ang kakaibang katalinuhang taglay ng ilang tao sa paghanap at pagkuha ng pakinabang sa mga bagong pagkakataon sa negosyo at sa paglinang ng mga bagong produkto o ng bagong paraan sa paggawa ng mga bagay.

5. Basahin natin ang isang skit.
   Si Mark ay isang negosyante. May pagawaan siya ng mga pili nut candies. Balak niyang magdala ng kanyang mga produkto sa Maynila pero di sapat ang kanyang puhunan. Hanggang isang araw, nagkita sila ng kanyang kumpareng Troy, na isa ring negosyante.






Mula noong pinagsama nina Mark at Troy ang kanilang negosyo, naging matagumpay silang entreprenur. Lumaki ang kanilang produksyon at kita. Kung dati P500,000 ang kanilang puhunan ngayon ay milyon na dahil lamang napasok na rin nila ang pag-eexport. Naging huwaran sila ng iba pang negosyante.

6. Pag-usapan ang skit.

- Ano ang suliranin ni Mark?
- Sino ang nakatulong sa kanya at paano siya natulungan nito?
- Bakit pumayag si Mark sa mungkahi ni Troy?
- Sa papaanong paraan umunlad ang kanilang negosyo?
- Ano ang OTOP? Malaki ba ang naitutulong nito sa mga bayan at mga negosyante? Paano ito nakatutulong sa mga negosyante?

**Pangwakas na Gawain**

**Paglalahat**

Gabayan ang mga bata na mabuo ang paglalahat.

- Ano ang pag-eentreprenur at ang kahalagahan nito?

### Paglalapat

Paano nakatutulong sa mga taong nasa ibaba ang pagiging entrepreneur?

1. Mga may-ari ng sari-sari store
2. Ang may maliit na pagawaan ng bagoong
3. Ang gumagawa ng mga bagong kotse
4. Mga gumagawa ng makinarya para sa pabrika
5. Mga tumuklas ng bagong gamit sa agham at teknolohiya

### Pagpapahalaga

Kung ikaw ay isang entreprenur, anong kaugalian ang dapat mong taglayin para tangkilikin ng mga tao ang iyong produkto?

### Pagtataya

Sabihin kung Tama o Mali ang mga kaisipang nasa ibaba. Isulat ang T kung Tama at M kung Mali.

________1. Ang kapital at ang pisikal at mental na kakayahan ng tao ay kailangan para maging matagumpay na entreprenur.

________2. Ang entreprenur ay mga taong may natatanging kakayahan na makahanap at makakuha ng pakinabang sa mga bagong pagkakataon sa negosyo.

________3. Ang entreprenur ay lumilinang ng mga bagong produkto o ng bagong paraan sa paggawa ng mga bagay.

________4. Ang pag-eentreprenur ay nakatutulong upang gumanda ang kabuhayan ng mga taong sangkot dito.

________5. Ang pag-eentreprenur ay nakalilikha ng bagong hanapbuhay at magandang pagkakataon para umunlad.

________6. Ang produktong mula sa pili ay nakakapagbigay ng hanapbuhay di lamang sa mga taga-Bikol kundi maging sa mga taong nagbebenta nito.

________7. Ang mga produktong yari sa abaka ay nakatutulong sa buong bansa.

________8. Ang karneng baka sa Masbate ay isang masustansyang sangkap sa hapag-kainan ng pamilyang Pilipino.

________9. Ang "One Town, One Product" o ang OTOP ay programang tumutulong upang lumaki ang produksiyon at kita.

________10. Ang pagtutulungan ng bawat rehiyon ay sangkap sa pag-unlad ng kabuhayan ng bansa.

### Takdang Aralin

Magtala ng mga sikat na entreprenur sa inyong lugar.

## Aralin 2 - Kahalagahan ng Pagtitipid sa mga Yaman ng Bansa: Kahulugan ng Pag-unlad

**Batayang Mensahe** : Ang pag-unlad ay hindi lamang nangangahulugan ng paglago kundi pati yaong nagbibigay pakinabang sa nakararami

**Batayang Pagpapahalaga** : Pagtitipid at Pag-iimpok

**Bilang ng Araw ng Pagtalakay** : 2 araw

**Layunin**

- Naipaliliwanag ang kahalagahan ng pagtitipid sa mga yaman ng bansa (PELC II.5.3)
- Naipaliliwanag kung bakit ang pag-unlad ay hindi lamang nangangahulugan ng paglago kundi pati yaong nagbibigay pakinabang sa nakararami

**Kagamitan** : Sibika at Kultura ph. 132-134 ni Carolina P. Danao
cassette tape

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

**Balik-Aral**

Piliin ang mukha na nagpapahayag ng tapat mong damdamin sa mga sumusunod na sitwasyon.

a. Maraming nahuhuling isda sa ilog at dagat.



b. Illegal logging ang sanhi ng flashflood.



c. Pinapalitan agad ang mga pinutol na kahoy.



d. Maraming naninirador ng ibon.



e. Masama ang pagkakaingin.



**Pagganyak**

a. Iparinig ang tulang "Ano ang Aming Kinabukasan Itay?"

Ang sabi mo Itay sa bundok makikita
Mga punongkahoy, mga ibon at prutas
Bakit kalbo naman ang mga bundok
Nasaan ngayon kayamanan nitong dulot?

Ang sabi mo itay sa ilog dumadaloy
Mga yamang-dagat malayang lumalangoy
Bakit maitim at marumi naman ang ilog
Nasaan ngayon isdang malusog?

Ang sabi mo itay dito'y malalanghap
Ang sariwang hangin ating hinahanap
Bakit ngayon ang hangin ay mausok
Napakarumi sa iba't ibang sulok?

Hindi namin maintindihan Itay
Ang sinasabi mong uri ng buhay
Ang kagandahan ng kapaligiran
Kung iyan nga'y katotohanan.

Ngunit sa tingin namin kabaliktaran
Halos ubos na ang likas na yaman
Paano kaming mga bata Itay
Ano ang aming kinabukasan?

b. Talakayin ang mensahe ng tula.

- Ano ang napansin ng bata sa kanyang kapaligiran?
- Bakit hindi niya maintindihan ang uri ng buhay na sinasabi ng kanyang tatay?
- Bakit niya sinasabing wala na ang kanilang kinabukasan?

**Panlinang na Gawain**

1. Sabihin:
   Batay sa napakinggan ninyong tula, bakit nagkaroon ng ganitong problema sa kapaligiran? Saan napunta ang kayamanang idinudulot ng kabundukan? Ng ilog? Ng sariwang hangin? Paano natin maiiwasan ang mga ito?

   Mga bata, ang ating aralin ay tungkol sa kahalagahan ng pagtitipid. Anu-ano ang gusto ninyong malaman? Magkakaroon tayo ngayon ng panel discussion.

2. Panel discussion ng mga bata tungkol sa kahalagahan ng pagtitipid.
   - Paupuin sa harapan ng klase ang mga kasapi ng bawat pangkat na nahirang na tagapagsalita
   - Pag-uulat ng kinatawan ng bawat pangkat.

3. Talakayan tungkol sa kahalagahan ng pagtitipid.
   a. Paano kayo makapagtitipid sa paggamit ng tubig? Ng enerhiya? Ng iba pang likas na yaman tulad ng mga punongkahoy, hayop at mga isda?
   b. Magkakaroon kaya tayo ng malaking produksiyon ng mga pagkaing lata at mga yamang nakukuha sa lupa?
   c. Ano kaya ang maaaring maging epekto nito sa kabuhayan ng ating bansa? Makinabang kaya ang nakararami sa atin? Masasabi ba nating makatutulong sa paglago ng kabuhayan ang pagtitipid sa mga yaman ng bansa?

   Posibleng sagot ng mga bata sa kahalagahan ng pagtitipid.
   - Lalong lalaki ang produksiyon at kita ng pamahalaan.
   - Marami ang makapag-iimpok.
   - Hindi mababawasan ang pera ng gobyerno sa pagsasaayos ng mga pinagkukunang yaman.

## Pangwakas na Gawain

### Paglalahat

Bakit mahalaga ang pagtitipid ng mga yaman ng bansa?

### Pagpapahalaga

Papagsulatin ang mga bata ng mga slogan tungkol sa kahalagahan ng pagtitipid.

Hal.: Ang pagtitipid ay kailangan para sa kaunlaran ng bayan.

### Paglalapat ng Kasanayan

Ano kaya ang maaaring mangyari sa kabuhayan ng ating bansa kung hindi tayo magtitipid sa paggamit ng yaman ng bansa? Isulat sa box o kahon ang inyong mga sagot.

| Kahalagahan ng Pagtitipid ng Yaman ng Bansa | |
|---|---|
| | 1. |
| | 2. |
| | 3. |

### Pagtataya

Sumulat ng 2-3 pangungusap na nagpapaliwanag kung bakit mahalaga ang pagtitipid ng mga likas na yaman.

## Aralin 3 - Pangunahing Likas na Yaman at Yamang-tao ng Bansa: Mga Paraan ng Pagtitipid sa Paggamit ng Likas na Yaman

**Batayang Mensahe** : Maraming paraan ng pagtitipid ang magagawa natin para tumagal ang kapakinabangan ng mga likas na yaman.

**Batayang Pagpapahalaga** : Pagtitipid at Pag-iimpok

**Bilang ng Araw ng Pagtalakay** : 2 araw

**Layunin**

- Naiisa-isa ang mga pangunahing likas na yaman at yamang tao ng bansa (PELC II.A.5.1)
- Natatalakay ang mga paraan ng pagtitipid sa paggamit ng mga likas na yaman ng bansa

**Kagamitan** : Sibika at Kultura 4 ph. 132-134 ni Carolina P. Danao
Kabayan 3 ph. 104 at ph. 112, tsart ng tula at Factstorming Web, cassette recorder, tape

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

**Pagganyak**

Basahin ang tula nang sabay-sabay at isakilos ang damdaming isinasaad nito.

Kaming mga bundok, tubig, hangin ay malungkot
Di binibigyang halaga, pagmamahal at pagkalinga
Kung abusuhin ng tao sa aming paligid
Walang hunos dili at walang patumangga.

Gumising na mga katoto bago maging huli ang lahat
Darating ang araw na iyong malalasap
Gawaing masama sa biyaya ng Maykapal
May kapalit na parusa tiyak magsisisi ka

*Note: Adopted from MAKABAYAN 3, akda ni Violeta R. Rozon ng Makati*

**Panlinang na Gawain**

**Paglalahad**

Sagana ang Pilipinas sa likas na yaman. Matatagpuan ang mga ito sa ating lupa at katubigan. Pakinggan natin ang tulang ito:

DAGAT, DAPAT MAARUGA

Sa dagat nagmumula
Biyaya ng Diyos na sagana
Tulad ng maraming isda
Pagkain ng ating pamilya.

Iwasan ang paggamit ng dinamita
At pagsira sa pugad ng isda
Iwasan din ang paglason sa kanila
Ang dagat ay dapat nating maaruga.

Itanong:

- Anong likas na yaman ang binabanggit sa tula?
- Ano ang kahalagahan ng pag-aaruga sa dagat?

2. Sabihin: Mayroon akong Factstorming Web. Makikita rito ang mga potensyal na ideya na ating pag-aaralan. Sagutin ang mga tanong:

- Anu-ano ang mga natural na pinagkukunang-yaman?
- Anu-ano ang mga bumubuo sa bawat pinagkukunang-yaman?
- Magbigay ng halimbawa ng bawat isa.



- Anong pakinabang ang nakukuha natin sa mga anyong-lupa? sa mga anyong-tubig?
  Sagot: mga halaman, hayop, mineral, luwad; isda, sigay, korales, kabibe, perlas
- Anu-anong katangian ang dapat taglayin ng yamang-tao?
  Sagot: may mga kasanayan at magandang saloobin at pagmamahal sa paggawa
- Bakit kailangan ang ganitong kasanayan?
- Bilang nakikinabang sa pinagkukunang-yaman ng bansa, ano ang dapat nating gawin para di agad maubos at tumagal ang kapakinabangan nito?
  Sagot:
  - Panatilihing malinis ang mga ilog at tubig
  - Palitan ang mga pinutol na kahoy
  - Humuli ng mga isda sa wastong paraan
  - Gamitin ang mga lumang gulong ng sasakyan pamalit sa nasirang coral reefs o mga tirahan ng isda
  - Magtanim ng kawayan, ipil-ipil at iba pang punongkahoy na mabilis tumubo at lumago.
  - Gamiting pataba ang mga organiko o compost.
- Kung pinangangalagaan at pinag-iingatan ang mga pinagkukunang-yaman, ano ang magiging epekto nito sa ating pansariling kabuhayan at sa ating bansa?
  Sagot:
  - Lalaki ang produksyon ng bansa.
  - Magkakaroon ng malaking kita.
  - Mababawasan ang gastusin ng gobyerno sa pangangalaga ng mga likas na yaman.
  - Uunlad ang kabuhayan ng pamilya at ng bansa.

3. Alam na ninyo ang iba't-ibang pinagkukunang-yaman ng bansa. Anu-anong paraan naman ang gagawin ninyo upang di masira at maubos ang mga ito? Isulat ang mga sagot sa wheel map.



## Pangwakas na Gawain

### Paglalahat

Gabayan ang klase sa pagbibigay ng paglalahat.

| |
|---|
| Marami tayong likas na yaman na nakatutulong sa pag-unlad ng bansa kaya dapat itong pagyamanin upang tumagal ang kapakinabangan nito. |

### Paglalapat

Saan matatagpuan ang mga likas na yaman? Pagtambalin ang Hanay A at Hanay B. Isulat ang titik ng tamang sagot sa patlang.

| A | B |
|---|---|
| ______ 1. ginto | a. karagatan |
| ______ 2. korales | b. lawa |
| ______ 3. punungkahoy | c. ilalim ng lupa |
| ______ 4. balyena | d. dagat |
| ______ 5. ibon | e. bundok |

Sumulat ng tatlong paraan para maiwasan ang pagkaubos ng mga likas na yaman ng bansa.

### Pagpapahalaga

Ang ating kapaligiran ay parang tao rin na may damdamin. Paano natin siya gagamitin na may pag-iingat upang makatulong sa ekonomiya ng bansa?

### Pagtataya

Sumulat ng isang talata na binubuo ng 2-4 pangungusap kung paano makatitipid sa paggamit ng mga likas na yaman.

## Aralin 4 - Pangangalaga at Pagtitipid sa Pinagkukunang-yaman

**Batayang Mensahe** : Ang pangangalaga o pagtitipid sa pinagkukunang-yaman ay nakatutulong sa paglago ng kabuhayan tungo sa kaunlaran ng bansa.

**Batayang Pagpapahalaga** : Pagtitipid at Pag-iimpok

**Bilang ng Araw ng Pagtalakay** : 2 araw

**Layunin**

- Natatalakay kung paano nakatutulong sa pag-unlad ng bansa ang pangangalaga at pagtitipid sa pinagkukunang-yaman. (PELC II.A.5.2)
- Nasasabi na ang pangangalaga sa pinagkukunang-yaman ay nakatutulong sa paglago ng kabuhayan tungo sa kaunlaran ng bansa

**Kagamitan** : tape ng "Kapaligiran" ng Asin, cassette recorder, larawan ng magagandang kapaligiran

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

**Balik-aral**

Balik-aralan ang mga likas na yaman at yamang-tao ng bansa.

Punan ang *tree diagram* ng hinihinging datos.



**Pagganyak**

Hatiin ang klase sa apat na pangkat.  Bigyan sila ng mga ginupit na larawan at ipabuo ito sa loob lamang ng tatlong minuto.  Sabihin na ang unang pangkat na makabubuo ng larawan ay papadyak at papalakpak ng tatlong beses at sila'y sisigaw ng yahoo!

Mabubuong larawan: bundok, burol, ilog, dagat, lawa, kagubatan

- Itanong kung ano ang nabuo nilang larawan at kung ano ang masasabi nila tungkol dito.
- Ano kaya ang magiging kaugnayan nito sa ating bagong aralin?

**Panlinang na Gawain**
**Paglalahad**

Iparinig ang awiting KAPALIGIRAN.
Sabihin: Pakinggan ang sinasabi ng mang-aawit na "Asin" sa awiting "Kapaligiran."

**KAPALIGIRAN**

Wala ka bang napapansin
sa iyong kapaligiran
Kay dumi na ng hangin
Pati na ang mga ilog natin.

Refrain 1:
Hindi nga masama ang pag-unlad
At malayu-layo na rin ang ating nararating
Ngunit masdan mo ang tubig sa dagat
Dati'y kulay asul ngayo'y naging itim
Ang mga duming ating ikinalat sa hangin
Sa langit huwag na nating paabutin
Upang kung tayo'y pumanaw man
Sariwang hangin sa langit matitikman.

Refrain 2:
Mayroon lang akong hinihiling
Sa aking pagpanaw sana ay tag-ulan

Gitara ko ay aking dadalhin
Upang sa ulap na lang tayo magkantahan
Ang mga batang ngayon lang isinilang
May hangin pa kayang matitikman
May mga puno pa kaya silang aakyatin
May mga ilog pa kayang lalanguyan.

Refrain 3:
Bakit di natin pag-isipan
Ang nangyayari sa ating kapaligiran
Hindi nga masama ang pag-unlad
Kung hindi nakakasira ng kalikasan

Darating ang panahon mga ibong gala
Ay wala nang madadapuan
Masdan mo ang mga puno dati ay kay tatag
Ngayo'y namamatay dahil sa ating kalukohan

Refrain 4:
Lahat ng bagay na narito sa lupa
Biyayang galing sa Diyos kahit noong ika'y wala pa
Ingatan natin at huwag sirain pa
Pagkat pag kanyang binawi
Tayo'y mawawala na.

Itanong:

- Anu-anong pagbabago ang napansin ng mang-aawit sa ating kapaligiran? Bakit kaya nangyayari ang mga ito?
- Anu-anong bagay ang kanyang kinatatakutan na maaaring mangyari sa mga darating pang henerasyon?
- Anong mensahe ang ipinararating nito sa atin?
- Ano ang maaaring mangyari kapag hindi natin pinangalagaan ang ating pinagkukunang-yaman?

Ipakita ang sanhi at bunga sa isang FISHBONE DIAGRAM. Isulat sa itaas na mga kahon ang sanhi at ang magiging bunga nito sa ibabang mga kahon.




Hal.: Sanhi - Paggamit ng dinamita sa pangingisda
Bunga - Mamamatay ang maliliit na isda.

- Kung ang kapaligiran ay pangangalagaan at pag-iingatan, ano ang magiging epekto nito sa ating pansariling kabuhayan at sa ating bansa?

  Inaasahang Sagot:

  a. Magkakaroon ng malaking produksyon at lalaki ang kita.
  b. Mababawasan ang gastusin ng gobyerno sa pangangalaga ng mga pinagkukunang-yaman.
  c. Uunlad ang buhay ng pamilya at ng bansa.
  d. May mapagkukunan pa ng mga kailangan ang susunod na henerasyon.

**Pangwakas na Gawain**
**Paglalahat**

1. Gabayan ang mga mag-aaral na makabuo ng paglalahat.

Marami tayong magagawang paraan para mapangalagaan ang mga likas na yaman at tumagal ang kapakinabangan ng mga ito.

Ang pangangalaga at pagyayaman ng pinagkukunang-yaman ay isang paraan ng pagtitipid.

2. Paglalapat

Sining : Gumuhit ng dalawang paraan na nagpapakita ng wastong pangangalaga sa ating mga kabundukan at katubigan.

Musika : Ipaawit ang "Masdan Mo ang Kapaligiran."

Edukasyong Pagpapalakas
Ipasakilos ang mga sumusunod:

- paglangoy ng isda
- paglipad ng mga ibon
- pag-ihip ng sariwang hangin

**Pagtataya**

Basahin ang bawat pangungusap. Sabihin kung pangangalaga o di-pangangalaga ang mga gawain. Isulat sa patlang ang **P** para sa pangangalaga at **DP** sa di-pangangalaga.

______ 1. Paggamit ng dinamita sa pangingisda
______ 2. Pagtatapon ng mga basura at patay na hayop sa ilog at dagat
______ 3. Quarrying o pagtitibag ng mga kabundukan para gawing subdibisyon
______ 4. Pagpapadaloy sa ilog ng mga kemikal na mula sa mga pagawaan
______ 5. Pagpapalit agad ng mga pinutol na punong-kahoy

**Kasunduan**

Gumawa ng data retrieval chart tungkol sa mga napag-aralan na ninyo.

| Mga Likas na Yaman | Mga Halimbawa | Paraan ng Pangangalaga |
|---|---|---|
| | | |

# Aralin 5 - Paraan ng Kalakalan ng mga Sinaunang Pilipino Pagpapahalaga sa Kinitang Pera

**Batayang Mensahe** : Pahalagahan ang perang kinita sa pamamagitan ng matalinong paggasta, pag-iimpok at wastong pag-iingat sa mga ito.

**Batayang Pagpapahalaga** : Pagtitipid at Pag-iimpok

**Bilang ng Araw ng Pagtalakay** : 2 araw

**Layunin**

- Nailalarawan ang paraan ng kalakalan ng mga sinaunang Pilipino
- Nabibigyang-pagpapahalaga ang bawat perang kinita

**Kagamitan** : Pilipinas, Perlas ng Silangan ph. 168
Mga Kuwento sa Paghawak ng Pera ni Manny
Mas Patok ang Mag-impok ph. 8-11 comic strips

**Pamamaraan**

**Panimulang Gawain**

**Balik-Aral**

1. Pagbalik-aralan ang aralin tungkol sa mga produkto ng mga sinaunang Pilipino. (Maghanda ang guro ng malaking larawan ng puno. Lagyan ito ng mga bunga (yari sa kartolina) na maaring pitasin. Sa likod ng mga bunga isulat ang mga produkto ng mga sinaunang Pilipino. Papitasin ang mga bata ng bunga at ipabasa ang produktong nasa likod. Ipasabi kung angkop ang nabasang produkto. Habang pumipitas ang ilang mga bata, ipaawit sa nakararami ang awiting nasa ibaba.

It's I (3x)
Who build community (3x)
It's I who build community…
Roll over the ocean, roll over the sea
Roll over the ocean in the deep blue sea (2x)
(you), (we), (joy), (love), (God)

